PAG-AARAL AT PAGSUSURI SA MGA PANLIPUNANG ISYU AT KALAGAYAN

# INDEKS PRAYMER

TOMO VI
BILANG 2
NOBYEMBRE 2023

# REAKSYUNARYONG ELEKSYONG 2022:

## marumi, madaya at anti-demokratiko



# NILALAMAN

# PAMBUNGAD

Inilalabas ng KARED-TK ang praymer hinggil sa Eleksyon 2022. Layunin nitong mapalalim ang pag-unawa ng mga kasama at masa kaugnay sa pinakabago at isa sa pinakamalala at walang kahihiyang pandaraya ng US sa halalan gamit ang paksyong Marcos-Arroyo-Duterte upang makapuslit sa pinakatuktok ng kapangyarihan ng lipunang malakolonyal at malapyudal.

Kagyat at napapanahong mailantad sa sambayanang Pilipino ang malilinaw na batayan ng pagiging ilehitimo ng kasalukuyang rehimeng US-Marcos-Duterte. Patutunayan ng praymer na ito na iligal at walang bisa ang pagkapanalo nina Marcos Jr. at Sara Duterte mula sa masusing pag-aaral sa mga nabunyag na anomalya at ebidensya ng pandaraya gamit ang *automated* na sistema ng eleksyon.

Karugtong at higit pa sa pagiging ilehitimo ng rehimeng US Marcos-Duterte, dapat singilin at panagutin ang kasalukuyang rehimen sa grabeng pagpapahirap nito sa taumbayan. Mula nang maupo sa estador-poder sina Marcos-Duterte, higit na nalugmok ang bayan sa grabeng pagdurusa. Kumakalam ang sikmura ng malawak na masa dahil sa mga inutil na programa ng rehimen para tiyakin ang seguridad sa pagkain ng bansa.

Nagpapakasasa naman sina Marcos Jr. at Sara sampu ng kanilang mga kapural sa sisinghap-singhap na ngang pondo ng bayan dahil sa kaliwa't kanang pagkopo at pagsaklot dito sa anyo ng Maharlika Investment Fund at *confidential and intelligence funds*. Samantala, kulang at kakarampot ang pondong inilalaan para sa mga batayang serbisyong panlipunan.

Lalupang nagiging matibay ang batayan para kumilos ang taumbayan para panagutin at pabagsakin ang rehimen dahil sa tahasang pagpapakatuta sa imperyalismong US, habang inutil naman sa pagharap sa tahasang panghihimasok ng China sa *exclusive economic zone* ng bansa sa West Philippine Sea. Sukdulang inilagay din nito sa panganib ang buhay ng mga Pilipino sa pagbuyangyang sa teritoryo ng bansa upang gawing base militar ng US para sa pagpapalakas ng presensyang militar nito sa Indo-Pasipiko sa pinaghahandaang gera sa katunggaling imperyalistang China.

Nararapat ding labanan ang pinasidhing pasismo at terorismo ng estado sa direksyon ng US gamit ang berdugong AFP-PNP, NTF-ELCAC at Anti-Terror Law, sa anyo ng walang habas na pambobomba sa mga komunidad, pagpatay, sapilitang pagwala, pagpapalikas sa mamamayan, pangwawasak ng kanilang kabuhayan at iba pang atrosidad. Karaniwan din ang pangre-*redtag*, iligal na pang-aaresto, pagsasampa ng gawa-gawang kaso at iba pang paglabag sa karapatang tao ng mamamayan. Patuloy na inaasinta at pinupuruhan ng papet at pasistang rehimen ang mamamayang nakikibaka para sa kanilang lehitimong mga karapatan at interes.

Makabuluhan at makatarungan ang panawagang singilin at panagutin ang rehimen, pamunuan at malawakang pakilusin ang mamamayan hanggang sa tuluyan itong ibagsak.

KARED-TK
NOBYEMBRE 2023

# Reaksyunaryong Eleksyong 2022: marumi, madaya at anti-demokratiko

Ang burgis-reaksyunaryong eleksyon sa Pilipinas sa pinakaubod nito ay paligsahan ng mga nagriribalang paksyon ng lokal na naghaharing uri para piliin ang susunod na pinuno ng estadong neo-kolonyal at tagapangasiwa ng nagnanaknak na sistemang malakolonyal at malapyudal. Mapagpasya ang basbas at suporta ng imperyalismong US kung sino ang mananalong paksyon ng naghaharing uri laluna sa mga pambansang pusisyon. Sa ilalim ng paghahari ng imperyalismong US, pyudalismo at burukrata-kapitalismo, ang mga reaksyunaryong eleksyon ay isang *pseudo*-demokratiko* na pampulitikang proseso kung saan yaon lamang kabilang o kinatawan ng naghaharing uri — ang malaking burgesyang kumprador at uring malaking panginoong maylupa ang maaari lamang mahalal laluna sa matataas na posisyon sa kapangyarihang pang-estado.

Likas sa reaksyunaryong eleksyon ng malakolonyal at malapyudal na lipunan ang pag-iral ng maruruming taktika at maniobrahan upang mapanatili ng naghaharing-uri at higit pa ng naghaharing paksyon ang kanilang paghawak sa estado-poder. Masahol pa, ginagamit ng mga naghaharing uri ang burgis-reaksyunaryong eleksyon upang ipamarali na may umiiral na "demokrasya" sa bansa at paniwalain ang mamamayan na tunay na pinili ng bayan ang mga idineklarang nagwagi sa halalan. Kasunod ay payuyukurin ang taumbayan sa panibagong uupo sa poder na mang-aapi at magsasamantala sa kanila.

Nagkokoro ang mga bulaang propeta mula sa mga tagapagsalita ng gubyerno, mga bayarang taong midya at pati sa *social media* sa pagpoposturang "may integridad" ang nagaganap na reaksyunaryong halalan. Maging ang ilang mga akademiko at kilalang personahe sa lipunan ay nabubulag sa makitid na pagtingin sa elektoral na proseso at maling naggigiit na umiiral ang burgis na demokrasya

* *nagpapanggap na demokratiko*



sa bansa. Sa ilalim ng nagdaang rehimeng US-Duterte, pinakilos ng alyansang Marcos-Arroyo-Duterte ang hukbong *troll* nito sa kumpas ng US para lumikha ng pekeng opinyong publikong pabor sa naging resulta ng Eleksyong 2022.

## Ang Eleksyong 2022

Binansagan ng grupong Kontra Daya na "pinakamalala sa kasaysayan" ang eleksyong pampanguluhan noong Mayo 9, 2022 dulot ng napakaraming aberya sa araw ng botohan at sa paglaganap ng disimpormasyon sa panahon ng kampanya, sa aktwal na halalan at hanggang matapos ang eleksyon. Tinatayang umaabot sa 1.1 milyong boto ang nawalan ng saysay dulot ng pagpalya ng halos 2,000 *vote counting machine* (VCM). Nagdulot ito ng kaguluhan laluna sa mga presinto kung saan "pinayuhan" ang mga botante na iwan na lamang ang kanilang balota sa presinto. Dahil sa sobrang tagal ng pagpapalit ng mga makina (may ilan na buong araw bago napalitan), marami ang napilitang iwan na lamang ang kanilang boto at hindi na naghintay ng resibo para rito. Maraming botante ang hindi na nakaboto dahil sa tagal ng paghihintay. Imbes na agapan, tumanggi ang COMELEC na palawigin ang oras ng botohan. Liban pa rito, naiulat ng Kontra Daya ang 577 di gumanang mga VCM, 152 iligal na pangangampanya, 109 ulat ng pagbili ng boto, at 55 ulat ng *red-tagging* sa mismong araw ng botohan.

Sa ulat naman ng International Observer Mission, isang independyenteng institusyong binuo para magsiyasat at imbestigahan ang mga kaso ng paglabag sa karapatang pantao sa bansa, nabigo ang nakaraang eleksyong kamtin ang pandaigdigang panuntunan sa isang malaya, tapat at patas na eleksyon laluna ang sa presidensyal, *senatorial* at sa pagka-kongresista. Liban pa sa palyadong sistema ng elektronikong halalan kasabay ng mataas na antas ng garapalang pamimili ng boto, nakakaalarma rin ang antas ng *red-tagging* at bilang ng mga insidente ng karahasan. Ayon pa sa ulat, nagsimula ang paglabag sa karapatang pantaong may kaugnayan sa eleksyon noong Enero ng taon sa Sorsogon sa Bicol kung saan pinaslang ang dalawang kasapi ng Anakpawis Partylist. Sinundan ito

ng mga paglabag sa anyo ng iba pang mga kaso ng pampulitikang pamamaslang, pamamaril, pagdukot, pagbabanta ng pagpatay, pampulitikang pag-aresto at detensyon, panghaharas at pagmamanman sa mga kandidato at tagasuporta nito, napaka-malawakang *red-tagging* kung saan pangunahing sangkot si Rodrigo Duterte at ang National Task Force to End Local Communist Armed Conflict, napakalaganap na pamimili ng boto, manipulasyon at pagsikil sa *media*, *fake news* at panghaharas sa mga mamamahayag mula sa kampong Marcos. Sa Timog Katagalugan, naiulat noong Abril ang isang kaso ng pagdukot, dalawang kaso ng iligal na pag-aresto at detensyon, apat na kaso ng panghaharas at pagmamanman at maraming kaso ng *red-tagging*. Pinakamalala ang ginawang *red-tagging* ng noo'y kumakandidato sa pagkapangulo na si Panfilo Lacson at ni Cavite 7th *district representative* Boying Remulla na ang mahigit 40,000 dumalo sa *campaign sortie* ng *lineup* ni Leni Robredo (naitala noon bilang kauna-unahang pinakamalaking pagkilos sa isang *campaign sortie*) ay pakana ng mga Komunista.




Dahil sa mga ito, lalong naging kaduda-duda ang mga lumabas na *partial/unofficial* na bilang ng mga boto na pumabor sa tambalang Marcos-Duterte. Ganundin ang kaduda-dudang pagkatalo ng Bayan Muna at Anakpawis Partylist na kabilang sa mga nangungunang *partylist* sa kasaysayan ng eleksyong *partylist* sa bansa, at ang pagkapanalo ng iisang kandidatong nagmula sa oposisyon. Malayung-malayo sa ipinamalas na malawakang pagkilos ng mamamayan sa iba't ibang bahagi ng bansa sa panahon ng mga *sorties* ng mga kandidato sa kampanyahan — na puu-puong libo hanggang milyon na mga namumuhi sa tiranikong rehimeng Duterte at pamilyang Marcos at sumuporta sa mga kandidato ng oposisyon.

Agad na sinalubong ng mga kilos-protesta ng iba't ibang progresibo at makabayang grupo at indibidwal, ganundin ang mga tagasuporta ng kalabang mga kandidato ang inilabas ng COMELEC na resulta ng eleksyon. Pinakamalaki ang Black Friday Protest sa Pasay City noong Mayo 13 na nilahukan ng 4,000 mamamayan. Samantala, tinukoy naman ng mga eksperto sa estadistika at akademiko ang binansagan nilang "salamangkang 68:32," o ang walang pagbabagong agwat sa pagitan ng mga itinatalang boto nina Ferdinand Marcos Jr. at Leni Robredo sa unang mga oras ng di upisyal na bilangan sa gabi ng Mayo 9. Ito ang kanilang naging kongklusyon sa isinagawang porum noong Mayo 12, kaugnay sa naganap na halalan.

Lumundo ang lahat ng ito sa anunsyo ng opisyal na resulta ng eleksyon—ang *landslide* na pagkapanalo ng tambalang Bongbong Marcos at Sara Duterte-Carpio. Ayon sa pinal na resulta ng halalan, nanalo sa botong 31.6 milyon si Marcos Jr. laban sa pinakamalakas nitong kalabang si Leni Robredo na nakakuha lamang umano ng 15.04 milyon, habang mas malayo ang lamang ni Duterte Carpio na may 32.2 milyong boto kumpara sa 9.3 milyong botong nakuha umano ni Kiko Pangilinan. Paano nangyari ang kalokohang ito?

# 1

# ANO ANG MGA BAGONG NABUNYAG TUNGKOL SA IREGULARIDAD AT PANDARAYA SA ELEKSYONG 2022?

Sa absolutong kontrol sa sistema sa eleksyon, ninakaw ng rehimeng US-Duterte nang walang kahirap-hirap ang eleksyong 2022 tulad nang ninakaw niya ang eleksyong 2019. Inilagay at pinuno ni Duterte ng kanyang mga tapat na alipures ang Comelec at ipinaubaya sa mga kumpanyang Smartmatic TIM at F2 Logistics ang pangangasiwa sa awtomasyon at lohistika ng eleksyon. Si Dennis Uy na kroni ni Duterte ang mayor na *shareholder* ng mga nasabing kumpanya. Dahil sentralisado sa COMELEC ang *signing key* para sa *authentication* ng mga botong pumapasok sa *server*, anumang numero ang ipasok nila rito ay kikilalaning *"authenticated"* o kapani-paniwala — kahit iba ang tunay na bilang ng boto sa mga presinto.

Sa gayon, ang eleksyong Mayo 2022 ay nakadisenyong pumabor sa tambalang Marcos-Duterte dahil ang sistema ng *"automated"* na bilangan ay hawak ni Duterte, ng kanyang mga tauhan sa Comelec at kanilang mga taga-programa sa Smartmatic. Ang resulta ay *preprogrammed* (o inayos na sa kompyuter) para pagmukhaing nanalo sina Marcos Jr. at Sara nang "malaki ang agwat" at palabasing lehitimo ang kanilang "pagkapanalo." Ang mabilis na paglabas ng "hindi pa upisyal" na resulta ay may layuning lunurin at gulantangin ang mamamayan, at unahan ang mga protesta sa eleksyon at mga aksyong protesta sa lansangan.




Ang mga paunang pagsusuring dinaya ang eleksyong 2022 ay higit na mapapatibay ng mga bagong patunay na natuklasan. Kamakailan lamang ay inilantad ng grupong "Truth and Transparency Trio" o TNTrio kung paanong nagawa ng Comelec sa dikta ng MAD na manipulahin ang resulta ng eleksyon. Ayon sa kanilang pag-aaral sa isinapublikong *reception logs* ng Comelec ay lumalabas na signipikanteng boto na natanggap ng *central* at *transparency server* mula sa NCR, Cavite, Laguna at Rizal ay galing lamang sa iisang *private* IP *address* na 192.168.0.2. Kasunod nito, inamin ng COMELEC ang paggamit nito ng isang "Telco Exchange-Integrator" sa pagpapasa ng mga boto mula sa mga VCM papuntang Central Data Server, Transparency Data Server at Municipal/City Data Server.

Ang Telco Exchange - Integrator na ito ang dinaanan ng mga boto na nagmula sa 107,000 VCM sa buong bansa kabilang ang iisang IP *address* ng higit 28,000 VCM mula sa NCR, Cavite, Batangas, Laguna at Rizal (kabilang sa mga rehiyon at probinsya na may pinakamalalaking boto sa buong bansa). Ang Telco Exchange - Integrator na ito na tinatawag nilang "*meet-me room*"* na unang itinanggi ng Comelec pero kalauna'y aaminin rin nila, ang lihim na *device* na ginamit upang salamangkahin ang resulta ng eleksyon pabor sa kasuka-sukang *landslide victory* nina Marcos at Duterte, gayundin upang palabasing natalo ang mga kandidato ng partidong oposisyon at progresibo.

Sa proseso ng pagtatanggol sa nag-iisang IP *address* na ito, inamin ng COMELEC na kinailangan nilang palitan ang mga 4G *modems* na gagamitin sa halalan ng mga

* *Tinatawag ding "queuing server" at "load balancer". Ginagamit ito bilang pansamantalang lagakan ng impormasyon kapag masyadong marami na ang dumadaloy papasok sa server upang maiwasan ang pag-overload o pag-crash nito.*

3G *modems* na "*brand new*". Mayroong kabuuang 10,351 bagong *modem* sa NCR, 3,219 bagong *modem* sa Cavite, at 2,327 bagong *modem* sa Batangas. Sinasabi nilang hindi naman dapat ito makakaapekto sa "*accuracy*" o katumpakan ng resulta dahil akma naman daw ang bilang noong binalikan nila ang mga inimprentang Election Returns sa piling presinto.

Napakalaking kalokohan nito. Ipinapamukha nila na ang usapin lamang sa ginagamit na kagamitan ay ang "*accuracy*" o katumpakan diumano ng resulta at hindi ang mismong seguridad nito upang tiyakin na walang makikialam sa resulta. Ang problema, inilingid ng Comelec sa publiko ang pagpapalit ng *modem* at paggamit ng Telco Exchange - Integrator. Hindi rin ito nilaman ng inilunsad na *public review* ng *hardware* at *software* na ginamit sa eleksyon. Malalantad na lamang ang mga maniobra ng Comelec nitong Setyembre 2023.

Kung papalitan lang din pala nila basta-basta ang mga kagamitan bago ang eleksyon, paano na sa gayon makakatiyak ang taumbayan na ang bagong *hardware* at *software* ay gumagana ayon sa dapat na ibibigay nitong resulta? Paano matitiyak na walang "exploit" o lasong ipinuslit sa mga *modem* na ito para maglabas ng isang *preprogrammed* (inayos na sa *computer*) na resulta? Lalabas na ang ginawang *public review* ng *hardware* at *software* na ginagamit sa eleksyon ay walang silbi liban sa linlangin, paniwalain at pakampantehin ang mga botante na gumagana, maayos at malinis ang sistema sa de-kompyuter na eleksyon.

Dagdag pa, kung napalitan nang walang nakakaalam ang napakaraming *modem* na gagamitin sa eleksyon, paano na makatitiyak na hindi napalitan ang mismong mga VCM? Paano makatitiyak na hindi napalitan o dinoktor ang datos na ipinasa sa mismong mga *central server* ng COMELEC? Apirmasyon lamang ito na hindi katiwa-tiwala ang Automated Election System (AES) sa bansa. Kahit kailan, hindi ito gagawing *transparent* ng papet na reaksyunaryong estado sa pamamagitan ng kontrolado nitong Comelec.

2

# BAKIT AT PAANO PUMABOR ANG AES PARA NAKAWIN NG US AT NINA MARCOS AT DUTERTE ANG ELEKSYONG 2022?

Dapat nating isaalang-alang, una sa lahat, na ang reaksyunaryong eleksyon sa Pilipinas ay bulok, madumi at pinalala pa ito nang simulang gamitin ang *automated election system* (AES) noong 2010. Ang eleksyon sa Pilipinas ay pangunahing itinatakda ng imperyalismong US gamit ang naghaharing paksyon na kumokontrol sa Comelec at sa sistemang *electoral*, sa *mass media*, *survey firms* at sa marahas na armadong pwersa nito, ang AFP-PNP. Ang pandaraya sa eleksyon (dagdag-bawas ng boto) ay naging usapin na lamang ng pagpo-programa sa mga makina at kompyuter na pambilang at pang-*canvass*. Kakombinasyon pa nito ang *pre-shading* (o maagang pagmamarka) ng mga balota. Naging mas laganap ang pandaraya pero mas mahirap nang hulihin sa ilalim ng AES dahil pinagkaitan nito ang taumbayan ng kakayahang bilangin ang kanilang mga boto, pagkumparahin ang mga resulta, at tukuyin kung tunay na nabilang ang kanilang boto.

Noong Eleksyong 2016, inabot ng 10 araw mula Mayo 9-19 bago makumpleto ang bilang ng boto at pagbibilang sa buong bansa. Nitong Eleksyong 2022, nakagugulat at kaduda-duda na kinailangan lamang ng COMELEC ng dalawang araw para mabilang ang lahat ng boto.




## Ang manu-manong sistema ng pagbibilang ng boto

Bago ipatupad ang *automated elections system* (AES), ang pagbibilang ng boto at pag-alam sa mga nanalo ay ginagawa sa manwal na pamamaraan. Pagkatapos ipasa ang balota, inilalagay ito sa *"secure" ballot box*. Pagkatapos ng halalan, bubuksan ito ng mga *election officers* sa bawat *polling precinct* sa harap ng mga *pollwatchers*, at bibilangin at tutuusin ang mga boto na ito sa publiko. Sa ganitong pamamaraan, ang tiwala sa tamang pagbilang ng boto ay manggagaling sa parehong integridad ng mga piniling *election officers* at sa masugid na pagbabantay ng mga *volunteer pollwatchers*.

Upang madaya ang eleksyon sa ganitong antas, kinakailangang suhulan ang daan-libong mga *election officers* at *pollwatchers* o itago mula sa kanila ang mga pagbabago sa resulta ng bilangan. Hindi ito madali, ngunit nananatiling posible pa rin sa pamamagitan ng pakikipagsabwatan ng mga pambansang burukrata sa mga nasa lokal na antas — sa antas ng mga lokal na pulitiko, hindi na ganoon kadami ang kinakailangang manipulahin upang maisagawa ang pandaraya.

Kapag nabilang na sa antas presinto ang boto, pipirmahan ng *election officer* ang resulta dito at pisikal na ipapasa ang resulta at mga *ballot boxes* papunta sa antas-lalawigan at antas-pambansa na *election boards*. Ang pasahan ng mga balota at resulta ay binabantayan din, at marami nga sa mga ulat ng dayaan ay hinggil sa pagpigil o pagsalisi sa mga pasahang ito. Ang pagbibilang sa antas na ito ay higit pang nababantayan ng publiko. Pero posible pa rin manipulahin ang resulta. Pinaka-matingkad ang ginawang pandaraya ng dating rehimeng US-Marcos I na manipulahin ang bilang ng boto sa antas pambansa sa Snap Election noong 1986 na nagdulot ng malawakang *walkout* at *whistleblowing* ng mga tauhan ng NAMFREL na naging malaking salik sa pagsiklab ng Pag-aalsang EDSA.

# Bakit hindi mapagkakatiwalaan ang buong sistema ng Automated Election?

Sa ilalim ng AES, ang bilangan at pasahan ng boto ay ginawang de-kompyuter — sa halip na gawin ito ng mga *election officer* sa harap ng publiko, ang proseso ng pagbibilang, pagtutuos, at pagpasa pataas ng boto ay nakalingid na sa mata ng publiko sa pamamagitan ng teknolohiya. Ang teknolohiya ngayon ang magbibilang, magtutuos, at magpapasa ng mga boto sa bawat presinto. Mula sa pagiging angkla ng tiwala, ang mga *election officer* ay naging *facilitator* na lamang — tagapindot ng butones, tagapagdala/hatid (*usher*), atbp.

Ang pagbibilang at pagtutuos ng boto ay ginagawa na ng mga *vote counting machine*. Ipinapasok ang balota sa mga makinang ito; binabasa ng makina ang boto, tinatala, at pagkatapos makalap ang boto ng lahat ng bumoto, ay mabilisang tinutuos ang mga boto para sa bawat kandidato. Ginagawa ito sa pamamagitan ng *computer* na nasa loob ng VCM; ang *software* na naka-*install* sa *SD card* ang naglalaman ng instruksyon kung paano ito gagawin ng mga *computer* sa loob ng bawat VCM.

Kapag mayroon nang resulta, pipindutin na lamang ng *election officer* ang isang butones sa VCM at ipapasa ng VCM ang resulta sa mga angkop na *server* ng COMELEC para sa pagtutuos ng pinal na resulta. Ang *server* ay isang *computer* na kinukunektahan ng maraming *computer* — sa kaso ng AES, ang kumukonekta ay mga VCM. Ipinapasa ng mga VCM ang mga resulta na ito sa pamamagitan ng Internet — may SIM *card* ang bawat VCM upang makakunekta rito. Pag natanggap na ng mga *server* ang resulta, gagamit ng sariling *software* ang mga *server* dito (tinatawag na Consolidating and Canvassing System o CCS) para makonsolida ang mga resulta at matukoy ang mga nanalo. Ang sistema ng pasahan na ito at iba pang aspeto ng eleksyon ay kinokoordina ng isa pang *software* na tinatawag na Election Management System (EMS). Upang mapadulas ang proseso ng pasahan, mayroon din isang *queueing server*[*] na tinitiyak na hindi malunod ang mga *server* sa libu-libong papasok na *election results* mula sa mga VCM.

---

* *pansamantalang lagakan ng impormasyon kapag masyadong marami na ang dumadaloy papasok sa server upang maiwasan ang pag-overload o pag-crash nito.*

Dagdag pa, pagkapasa ng bawat VCM ng mga resulta, iniimprenta ng mga VCM ang resultang ipinasa. Ito ang tinatawag na *election return* (ER). Ang ER na ito ay pipirmahan ng *election officer* sa bawat presinto at ipapasa sa mga kinauukulang otoridad. Ang isa sa mga kopya ay ipinapasa sa PPCRV at siyang ginagamit ng organisasyong ito para sa kanilang *manual audit*. Pinapasa din ang isa pang kopya sa *provincial board of canvassers* para sa kanilang pagbibilang ng nanalo sa kanilang antas. Bukod dito, mayroon ding ikokonduktang *"random manual audit"* bilang diumanong pagtitiyak sa katunayan ng bilang.

Malinaw sa mga nabanggit na punto ang pundamental na problema sa AES. Ang buong *automated election system* ay napakalabo *(opaque)* at nakabalot sa lihim, hindi mabeberipika ng publiko na hindi katanggap-tangap dahil sa maselang katangian at obhetibo nito. Sa madaling sabi, hindi mapagkakatiwalaan ang buong sistema ng AES. Isang malaking anomalya, sindikato at iskandalo ang paggamit nito kahit sa ibang mga bansa na naging dahilan para bumalik sa mano-manong pagbibilang o *hybrid* na eleksyon. Tampok ito sa mga bansa sa Latin America.

# 3

# ANO ANG MOTIBO NG TAMBALANG US, MARCOS-DUTERTE SA PANDARAYA SA ELEKSYONG 2022?

Tiniyak ng US, gamit ang matandang Duterte ang magiging resulta ng eleksyon pabor sa tambalang Marcos-Duterte at buong *slate* nila para tiyaking hawak sa leeg ng US ang susunod na presidente ng papet na estado. Napakahalaga nito laluna upang pagsilbihin sa pagpapanatili ng kanyang hegemonya sa Asya-Pasipiko laban sa karibal na China. Sa panig ng mga Duterte, upang pigilan ang pag-uusig at paglilitis ng International Criminal Court sa mga krimen niya laban sa sangkatauhan dahil sa malawakang pagpatay at ang malakihang pagdambong sa kaban at yaman ng bayan sa harap ng mga korte ng Pilipinas, bukod pa ang pagtitiyak na maipwesto sa Sara sa pagkabise-presidente alinsunod sa dinastiyang plano nitong maging presidente matapos ang termino ni Marcos Jr. Sa ganito, matitiyak ng matandang Duterte na mapanatili ang kontrol sa kapangyarihan sa pamamagitan ng anak niyang si Sara.

Sa kabilang banda, pangunahing interes ng mga Marcos na linisin ang kanilang pangalan at makabalik sa tuktok ng kapangyarihang pang-estado. Ito ang rurok ng ginawa nilang malawakang disimpormasyon at pagbaluktot sa kasaysayan mula nang makabalik sila sa bansa noong 1992. Nais nilang ipawalang-saysay ang patung-patong na kaso ng pagnanakaw at pandarambong at takasan ang malulubhang kaso ng paglabag sa karapatang pantao ng yumaong diktador. Sa pagsalaula sa prosesong elektoral, pilit nilang ipinatatanggap na mangmang at madaling makalimot ang mga Pilipino.

Tanda ng lalong pagkabulok ng naghaharing sistemang malakolonyal at malapyudal ang pag-upo sa tuktok ng papet na reaksyunaryong estado ni Marcos Jr., anak ng dating diktador na nagpapakasasa sa 14-taong pandarambong, pasismo at korapsyon ng kanyang ama at inang si Imelda. Katuwang ni Marcos Jr. si Sara Duterte, anak at tagapagpatuloy ng dinastiya ng tiranong si Rodrigo Duterte. Ang kanilang pangkat, kasama si Gloria Arroyo, ay kumakatawan sa pinaka-pasista at pinaka-ganid sa mga paksyon ng naghaharing uri.

Ang pagbabalik ng mga Marcos sa poder ay walang pagdududang maghahatid ng labis na pagdurusa sa sambayanang Pilipino. Tuluyang ipinagkakait sa bayan ang yamang dinambong ng mga Marcos noong batas militar, na tinatayang nagkakahalagang $10 bilyon. Isinasagad ng mga Marcos at Duterte ang dambuhalang burukratikong korapsyon sa pagmamadaling kumamkam ng dagdag pang yaman sa anyo ng panunuhol at pagbubulsa ng porsyento sa mga proyektong pang-imprastruktura ng gubyerno, pagsesentralisa ng malaking bahagi ng taunang pambansang badyet sa kanila at pagratsada ng proyektong Maharlika Investment Fund. Kapalit nito, dadalhin nito sa bagong antas ng pagiging sagad-saring papet ng US ang naghaharing estado.

4

# ANO ANG PAPEL NG IMPERYALISMONG US SA PAGKAKALUKLOK NINA MARCOS AT DUTERTE GAMIT ANG MARUMI AT MADAYANG AUTOMATED NA ELEKSYONG 2022?

Nakaugat sa malakolonyal at malapyudal na lipunang Pilipino ang kontrol at kapangyarihan ng US kabilang ang proseso ng reaksyunaryong eleksyon. Sa gitna ng tumitinding pandaigdigang krisis ng sistemang kapitalismo at ang di mapigilang pagdausdos ng ekonomya ng US at paglakas ng China bilang pangunahin nitong imperyalistang karibal, nasa pangunahing interes nito ang pagpupwesto ng pinakamatatapat niyang tuta at sagad-saring pasista sa estado-poder ng mga kolonya at malakolonya nilang bayan. Partikular sa Pilipinas, ito ay para tiyakin na masusupil ang rebolusyong Pilipino na nagnanais ng pambansang kalayaan at demokrasya, na sa saligan ay isang anti-imperyalistang pakikibaka.

Dinirehe ng US ang dayaan sa pamamagitan ng AES. Ang *software system* at *source code* na ginamit sa halalan ay gawa ng kumpanyang US na PRO V&V. Gamit ang malawakang pandaraya, sinagpang ng US ang kasakiman at katakawan sa kapangyarihan at kayamanan ng pamilyang Marcos at Duterte para tiyakin ang pananatili ng malakolonyal at malapyudal na lipunang Pilipino na kontrolado

at nakasandig sa imperyalismo. Pinakilos nito ang lahat ng alagad niya sa reaksyunaryong estado—mga institusyon, laluna sa loob ng pasistang tropa ng AFP-PNP para bantayan at tiyaking magtagumpay ang pandaraya sa halalan at manalo ang tambalang Marcos-Duterte.

Matapos ideklara ang pagkapanalo nina Marcos at Duterte, nanguna ang imperyalistang US sa pagbati sa dalawa at pagkilala sa kanilang "mandato". Sa pagbasbas ng US, sumunod ang pagkilala ng mga bansa at mga gubyernong kaalyado nito sa "pagkapanalo" ng mga anak ng tiranong tambalang Marcos-Duterte at nagmukhang lehitimo ang maruming eleksyon.

Simula't sapul, inalagaan ng US ang pamilyang Marcos matapos maobligang bawiin ang suporta sa pasistang diktadura ni Marcos Sr. noong 1986 upang pigilan ang paglakas ng rebolusyonaryong kilusan. Upang pangalagaan ang estratehikong interes ng US sa Pilipinas, kinandili at pinrotektahan ng US ang pamilyang Marcos mula nang mapatalsik sa Malakanyang hanggang makabalik sa bansa noong 1992 at muling makapuslit sa reaksyunaryong kapangyarihan sa bansa.

Sa ganitong balangkas din nagpakita ng pagsuporta ang US sa pamilyang Duterte, laluna't kailangang salagin ang pagpoposturang maka-China ng matandang Duterte. Kasabay na pinakikinabangan nang malaki ng US ang pagpapatupad nito ng neoliberal na mga patakaran at pasistang pananalasa ni Duterte sa demokratikong kilusang masa at armadong paglaban ng mamamayan. Bagama't namamangka sa dalawang ilog —ang imperyalistang US at China, pinatunayan ng matandang Duterte na matapat pa rin siyang tagasunod at tagapagpatupad ng mga patakaran ng imperyalismong US sa anim na taong tiranikong paghahari nito sa bansa.

# 5

# ANO ANG DAPAT GAWIN NG REBOLUSYONARYONG PWERSA AT MAMAMAYAN?

Malawakang pag-aralan ang laman ng praymer na ito at lahat ng ilalabas na pahayag ng Partido at buong rebolusyonaryong kilusan hinggil sa ginawang pandaraya at pagnanakaw ng Marcos-Duterte sa resulta ng Eleksyong 2022.

Patingkarin ang krimeng ito ng kasalukuyang ilehitimong rehimen at ang patuloy nilang pagpapakasasa sa kapangyarihan at kayamanan sa kapinsalaan at kahirapan ng taumbayan na batayan ng pagiging makatarungan ng pagpapanagot at pagpapabagsak sa rehimen.

Maksimisahin ang lahat ng daluyan para magpropaganda at ilantad sa publiko ang ginawang pandaraya ng US-Marcos-Duterte at igiit ang pagpapanagot sa kanila sampu ng kanilang mga kasabwat — sa Comelec at iba pang institusyon ng gubyerno at mga korporasyong nakinabang sa nakalipas na eleksyon.



lugnay ang panawagan sa pagpapanagot sa pandaraya sa eleksyon nina Marcos at Duterte sa iba't ibang suliraning kinakaharap ng masa at ng buong sambayanang Pilipino — malawak na kagutuman, kawalan ng empleyo, mababang sahod at kita, mataas na bilihin at serbisyo, pagpapabaya sa edukasyon at kalusugan, korapsyon, kawalan ng tunay na reporma sa lupa at pang-aagaw ng lupa, terorismo ng estado, paglabag sa karapatang tao, pagtatayo ng base militar ng US, inutil na pagharap sa problema sa WPS at marami pang iba.



Palawakin ang alyansa ng mamamayan laban sa ilehitimong rehimeng Marcos-Duterte. Hamigin ang iba't ibang uri at sektor sa lipunan para tipunin ang pinakamalakas at pinakamalawak na pwersa para kastiguhin at papanagutin ang ilehitimong rehimeng US-Marcos-Duterte hanggang sa ibagsak ito.



Malawakang edukahin ang mamamayan tungkol sa kabulukan ng reaksyunaryong halalan. Ipaliwanag kung bakit "Rebolusyon, hindi eleksyon!" ang lulutas sa krisis ng malakolonyal at malapyudal na lipunang Pilipino.



Malawakang ipalaganap ang Programa ng Pambansa-Demokratikong Rebolusyon (PPDR), ang programa ng NDFP at ang patnubay sa pagtatayo ng Demokratikong Gubyernong Bayan bilang alternatibo at salaminan ng pagpapairal ng tunay na demokrasya at kalayaan ng mamamayan.

KALATAS KOMIKS

OKTUBRE 2023




# ISANG ALAALA NG DAYAAN




KAYA NAMAN PALA NANALO SINA MARCOS AT DUTERTE KAHIT ISINUSUKA NA SILA NG MAMAMAYAN...

**DINAYA ANG ELEKSYONG 2022!**

**MAGNANAKAW NA BONGBONG AT SARA, PAPANAGUTIN!**

**REBOLUSYON, HINDI ELEKSYON!**